
SA GITNA NG
UNOS
BATAY SA
TUNAY NA
PANGYAYARI

Walang drama.
Trabaho lang.

# IBOTO!



## 5. MAR ROXAS

**PRESIDENTE**

**“DAANG MATUWID”**

# BAYAN BAGO ANG SARILI!

PANGUNGUSAP NA NAGING HABILIN NG YUMAONG ***PANGULONG MANUEL ROXAS***,,, SA SINUMANG HAHAWAK NG TUNGKULIN SA ATING PAMAHALAAN HIGIT LALO SA PANGULUHAN ... ***BAYAN BAGO ANG SARILI!***





AT ANG HABILING IYON PA RIN ANG NAGING PANUNTUNAN NG ANAK NIYANG SI ***GERARDO "GERRY" ROXAS***, NANG PANAHON NG MARTIAL LAW... HINDI NATAKOT SA DIKTATURYA, ITINAYA ANG SARILING BUHAY, ALANG-ALANG SA BAYAN...

AT IYON ANG NAKATIMO SA ISIP AT DAMDAMIN NI ***MAR ROXAS*** SA UNANG PAGKAKATAON PA LAMANG NA MANUNGKULAN SIYA SA PAMAHALAAN... "***BAYAN BAGO ANG SARILI***"--- HINDI MABIBIGO ANG KANIYANG LOLO, ANG KANYANG AMA, ANG MGA MAMAMAYAN SA KANIYANG PANUNUNGKULAN... PILIPINAS ANG UNA, HIGIT SA LAHAT!




PINATUNAYAN ITO NI MAR BAGO SUMAKABILANG-BUHAY SI DINGGOY, NAKABABATANG KAPATID NA MATAPAT NA KONGRESISTA NG KANILANG DISTRITO SA CAPIZ...
ISANG PAKIUSAP MAR... TULAD NG BILIN NG ATING AMA, LAGI TAYONG LUMINGON ...HUWAG NA HINDI NATIN BALIKAN NG TANAW ANG ATING PINAGMULAN...


HUWAG KA NG MAKIUSAP DINGGOY... LAGI SA ISIP KO... NA MAG-ULIKID! NOON AT NGAYON...PATI SA HINAHARAP!


MAGANDA ANG KATAYUAN MO MAR... MATAAS ANG NATAPOS MONG PAG-AARAL AT HINA-HAWAKANG PUSISYON SA IBANG BANSA...
PERO KAILANGAN KA NG MGA KABABAYAN NATIN, KAILANGAN NILANG MAY MAGTATANGGOL SA KA-NILANG KAPAKANAN.
HUWAG MO SILANG PABAYAAN MAR...


BAYAN BAGO ANG SARILI...
SA MALAMLAM NG MGA MATA NI DINGGOY MAY NGITING NABAKAS NASA DIWA AT PANGUNGUSAP PA RIN NI MAR ANG TRADISYONG SINU-SUNOD NG MGA ROXAS...


ABRIL 13, 1993 PUMANAW ANG KAPATID. AT SA IDINAOS NA SPECIAL ELECTION SA TAON DING IYON, NAGWAGI SI MAR AT IYON ANG NAGING SIMULA NG SERBISYO-PUBLIKO NI MAR ROXAS...


AGAD, PAMBIHIRANG KAKAYAHAN ANG IPINAKITA NI MAR BILANG MAMBA-BATAS... HINDI NASAYANG ANG PAG-AARAL AT PAGTATAPOS NIYA SA WHARTON SCHOOL OF ECONOMICS NG UNIVERSITY OF PENNSYLVANIA...


IPINAGLABAN NI MAR ANG PROTEKSIYON PARA SA KARANIWANG MAMIMILI... LALUNG-LALO NA ANG KARA-PATAN NG BAWAT PILIPINO NA MAKABILI NG MURANG GAMOT.
BUTI NA LANG MURA NA ANG GAMOT, MABIBILI KO NA ITO NGAYON.


SI MAR DIN ANG MAY AKDA NG BATAS NA NAGTATAG NG PUBLIC SERVICE EMPLOYMENT OFFICE (PESO) SA LAHAT NG BAYAN SA PILIPINAS...
PESO
JOB FAIR
MADALI NANG MAKA-HANAP NG TRABAHO, DAHIL SA JOB FAIR!
PARA TUMULONG NA MAG-BIGAY NG TRABAHO SA MGA MAMAMAYAN! (REP. ACT NO. 8746)


GAYUNDIN ANG BATAS NA NAGBIBIGAY NG DAGDAG-KITA SA MGA MUNISIPYO AT SIYUDAD.
SALAMAT MAR, MAY DAGDAG KAMING PONDO PARA SA MGA PROYEKTO.


PARE, MAY ITINA-TAYONG PABRIKA DITO. MAGKAKATRABAHO NA TAYO!
TAG


DAHIL SA ROXAS LAW, SIGURADONG SAPAT ANG PONDO SA BAWAT ESKU-WELAHAN SA AMING PRUBINSYA!


ANG EDUKASYON AY PATAS, WALANG MAHIRAP, WALANG MAYAMAN. ANG TANGING SOLUSYON SA KAHIRAPAN AY EDUKASYON.


NOONG PRESIDENTE PA AKO, AT BUMISITA SA AMERIKA, KINAUSAP KO SI MAR. HUMINGI AKO NG TULONG SA KANYA... NA MATULUNGAN NIYA AKONG KUMBINSIHIN ANG MGA NEGOS-YANTENG AMERIKANO NA MAMUHUNAN SA ATING BANSA!


NANGAKO SI MAR SA KANYANG PANGULO...
GAGAWIN KO PO ANG LAHAT NG MAKAKAYA KO, TITA CORY! MAKAKAASA KAYO!
ANG SENSIRIDAD NG PANGAKO, PAGGALANG AT PAGMAMAHAL SA KANYANG BAYAN AT PANGULO AY PINATUNAYAN NI MAR.


VICE PRESIDENT SIYA NOON NG ALLEN AND COMPANY SA NEW YORK AT NAGAWA NIYANG KUMBINSIHIN ANG KANYANG AMERICAN SUPERIOR NA MAGTAYO NG BRANCH SA PILIPINAS...


SA MUNGKAHI NI MAR, NAITATAG ANG NORTH STAR CAPITALS SA PILIPINAS. AT DITO NA SIYA NADESTINO.


AT ALAM N'YO BA? KASAMA SI MAR SA MGA TUMULONG UPANG MABIGYANG-DAAN ANG PAGBEBENTA NG SHARES NG JOLIBEE SA NEW YORK STOCK EXCHANGE...


...AT PATI NA SA MATAGUMPAY NA TRANSAKSIYON SA DISCOVERY CHANNEL AT TRI-STAR PICTURES KASAMA DIN SI MAR.
TAG


AT KAHIT ANONG KAABALAHAN NIYA, HINDI NIYA KINAKALIMUTANG PAG-UKULAN NG PANAHON ANG ANAK NIYANG SI PAOLO... MABUTING AMA SI MAR SA KANIYANG ANAK!


PAREHO PALA KAYO NI MAR, ITAY... BEST DAD!


NANG MAGING PANGULO SI ERAP, JOSEPH EJERCITO ESTRADA, KINAUSAP NITO SI ROXAS...
MAR, PUWEDE MO BA AKONG TULUNGAN? AN'DAMING KABATAAN NATIN ANG NAGHAHANAP NG TRABAHO PAGKATAPOS MAKA GRADUATE SA KOLEHIYO... ANO KAYA PUWEDE NATING GAWIN?


PAG-AABALAHAN KO PO GINOONG PANGULO. GA-GAWIN KO PO ANG AKING MAKAKAYA!


NATALAGANG SECRETARY OF TRADE AND INDUSTRY SI MAR ROXAS NOONG ENERO 2000... ISANG NAPAKAHALAGANG PUSISYON SA GOBYERNO.


HINDI NAG AKSAYA NG PANAHON SI MAR. AGAD AY NAISIP NIYA NA ISULONG ANG BUSINESS PROCESSING OUTSOURCING (BPO) KUNG SAAN ANG MGA DAYUHANG KUMPANYA AY MAGTATAYO NG KANILANG CALL CENTER SA PILIPINAS...


AT MISMONG SI PINOY NA ANG NAGSASABI...
ITO PONG ATING KAIBIGANG SI MAR ANG MATATAWAG NA FATHER OF THE BPO INDUSTRY!


NAHIRANG DIN SI MAR NA CHAIRMAN NG INFORMATION TECHNOLOGY AND ELECTRONIC COMMERCE COUNCIL... NA NANGANGASIWA SA PAGPAPATUPAD NG E-COMMERCE LAW (REP. ACT 8792) PARA SA PAGLAGO NG MGA SERBISYO SA IT


NAGBITIW SI MAR BILANG SECRETARY OF TRADE AND INDUSTRY SA GITNA NG MAINIT NA USAPAN NA NAGPAPATALSIK KAY PANGULONG ESTRADA DAHIL SA KORAPSYON.
IMPEACH ERAP!
IMPEACH ERAP!


DAHIL SA PAMBIHIRANG KAKAYAHAN NI MAR ROXAS, MULI SIYANG ITINALAGA BILANG SECRETARY OF TRADE AND INDUSTRY NANG MAUPONG PANGULO NG BANSA SI GMA...
DTI
AT HINDI LAMANG IYON... PINAHAWAKAN DIN KAY MAR ANG PAGIGING PANSAMANTALANG KALIHIM NG ENERHIYA...


TINAWAG DIN SIYANG MR. PALENGKE.
ALAM KO! DAHIL SA KANYANG APAT NA TAON BILANG SECRETARY OF TRADE AND INDUSTRY, ISINULONG NIYA ANG IDEYA...
...NA GAWING SENTRO NG EKONOMIYA ANG MGA PALENGKE!


SABI KASI NI MAR, ANG PALENGKE ANG UGAT NG KAUNLARAN... AT KAILANGANG PROTEKSYUNAN ANG MALILIIT AT KATAMTAMAN ANG LAKI NA MGA NAMUMUHUNAN!
SALAMAT PO SEC. ROXAS. DAHIL NAGING MAS MADALI ANG PAGKUHA NAMIN NG DAGDAG NA PUHUNAN, AT ANG MGA MAMIMILI, HINDI NALULUGI SA BINIBILI.




ANG PCPS AY NAGDALA NG ACCESS SA INTERNET AT NAGSANAY SA MAY 500,000 ESTUDYANTE SA HIGH SCHOOL SA LARANGAN NG INTERNET AND COMPUTER TECHNOLOGY...



SA WORLD TRADE ORGANIZATION MEETING SA CANCUN MEXICO NOONG 2003, IPINAGLABAN NI MAR ANG KARAPATAN NG MGA EXPORTER NA PILIPINO PARA MAKAPASOK ANG KANILANG MGA PRODUKTO SA MAS MARAMING MGA BANSA...







NAITALA NI MAR ROXAS ANG PINAKA-MATAAS NA BILANG NG BOTO SA ISANG SENADOR SA KASAYSAYAN NG PULITIKA NG BANSA AT SA ISANG PAMBANSANG PUWESTO
19 MILLION VOTES ROXAS NO. 1


SA SENADO, NAGPAMALAS NG KANIYANG KAKAYAHAN SI MAR. NG KARANASAN BILANG MAMBA-BATAS NA BIHIRANG MAKITA SA ISANG BAGUHANG SENADOR...
IMPORTANTE SA AKIN NA MAIANGAT ANG ANTAS NG PAMUMUHAY NG MAHI-HIRAP NATING KABA-BAYAN.
HINDI AKO TITIGIL SA PAGTULONG! AYOKO NG MAY NAGSASAMANTALA SA MAHIHIRAP NATING KABABAYAN!


NAGING AKTIBO DIN SI MAR SA PAGBATIKOS SA MA-ANOMALYANG HALALAN NOONG 2004...
ALIS
GLORIA RESIGN!
GLORIA RESIGN!
AT IYON ANG DAHILAN KUNG BAKIT IWINAKSI NIYA ANG PAGSUPORTA SA DATING PANGULONG GLORIA MACAPAGAL ARROYO AT HININGI ANG PAGBIBITIW NIYA...




MULA 2004 HANGGANG 2007, NAKAPAG-PASA SI MAR NG 43 BILL AT 46 NA RESOLUSYON SA SENADO...
MURANG GAMOT
...NGUNIT NAMUMUKOD SA MGA ITO ANG REPUBLIC ACT NO. 8293 NA NAGPABABA SA PRESYO NG GAMOT...




SI MAR ANG NAGTULAK NA MAGING BATAS ANG NAGBIGAY NG EXEMPTION SA MGA SUMA-SAHOD NG MINIMUM WAGE SA PAGBABAYAD NG BUWIS.
ANG LIIT LIIT NA NGA NG SUWELDO BUBUWISAN PA NATIN? GAGAWA AKO NG BATAS, PARA ANG MALILIIT ANG SUWELDO, PROTEKTADO.




BUTI NA LANG GUMAWA SI MAR NG BATAS PARA WALA NA TAYONG TAX.
BUONG-BUO KO NANG NAUUWI SA AKING PAMILYA ANG SUWELDO KO!
AKO DIN, SALAMAT KAY MAR ROXAS.

ISANG MAGANDANG BROADCASTER, SI KORINA SANCHEZ KILALANG BOSES NG MASA, MAY TAPANG LABAN SA KATIWALIAN AT MAY PUSO PARA SA NANGANGAILANGAN ANG TUMAWAG NG PANSIN NI MAR.



TAONG 1995, KAPWA PINARANGALAN NG NATIONAL PRESS CLUB SINA KORINA SANCHEZ BILANG OUTSTANDING JOURNALIST AT SI MAR ROXAS NAMAN SA KANYANG NATATANGING KONTRIBUSYON SA SERBISYO PUBLIKO. MAGKATABI SI MAR AT KORINA NOON.



MULING NAG-KRUS ANG KANILANG LANDAS NANG MAG-GUEST SI MAR ROXAS SA ISANG PROGRAMA SA DZMM.



AT TULUYANG NAGKAPALAGAYANG-LOOB NANG KAPANAYAMIN SI MAR NI KORINA SA PROGRAMANG BALITANG K. AT SA PROGRAMANG WOWOWEE MAKALIPAS ANG ILANG TAON, TULUYAN NANG INANUNSYO ANG KASALANG MAR AT KORINA.




SA STO. DOMINGO CHURCH IKINASAL ANG DALAWA NOONG OCT. 27, 2009 ANG PRINSIPAL NA NINONG NILA AY SI BENIGNO S. AQUINO III NA NOON AY SENADOR PA LAMANG...

...DAPAT AY SA ARANETA COLISEUM GAGAWIN ANG KASAL AT 3 MILYONG PISO ANG GAGASTUSIN, NGUNIT IPINASYA NA LAMANG NINA MAR AT KORINA NA GAWING SIMPLE ANG WEDDING AT ANG 3 MILYONG PISO AY IBINAHAGI NG DALAWA SA MGA BIKTIMA NG BAGYONG ONDOY

3M DONASYON SA ONDOY VICTIMS





oK

KINILALA ANG KAKAYAHAN AT MALINIS NA RECORD NI MAR ROXAS SA PAGLILINGKOD SA GOBYERNO... MARAMI ANG UMAASA NA SA NALALAPIT NA ELEKSIYON, SIYA NA ANG SUSUNOD NA PANGULO NG PILIPINAS...




SA PANAHONG IYON DIN PUMANAW ANG TITA CORY AQUINO NI MAR... NA IPINAGLUKSA NG BUONG BANSA...



NABUO ANG KILUSANG NOYNOY AQUINO FOR PRESIDENT BAGAY NA LALONG NAGPATINGKAD SA KABABAANG-LOOB NI MAR AT KAHANDAANG MAGSAKRIPISYO...

BAGAMAT BUO NA ANG KANYANG PLANO PARA SA PILIPINAS, NAKAPAGHANDA AT NAMUHUNAN NA NG HIRAP AT PANAHON PARA SA KANYANG KANDIDATURA BILANG STANDARD BEARER NG LIBERAL PARTY...



NAGPASYA SIYANG MAGBIGAY-DAAN KAY NOYNOY AQUINO PARA HINDI MAHATI ANG KANILANG LIDERATO.




SEPT. 1, 2009 SA MAKASAYSAYANG CLUB PILIPINO. INIHAYAG NI MAR ROXAS NA HANDA SIYANG IURONG ANG KANDIDATURA AT SINUPORTAHAN NIYA SI SENADOR BENIGNO AQUINO III.



AT TINANGGAP DIN NI MAR ANG ALOK NA MAGING VICE PRESIDENTIAL CANDIDATE NI AQUINO.




NAGWAGI SI PANGULONG AQUINO SA HALALAN NGUNIT BUNGA NANG HINDI MAIPALIWANAG NA DAHILAN, NAUNGUSAN SI ROXAS NG KATUNGGALI SA PAGKA-BISE PRESIDENTE...
AQUINO WINS ROXAS FILES PROTEST


LUBHANG KATAKA-TAKA...DAHIL MAY 2 MILYONG BALOTA SA VISAYAS NA BALWARTE NI ROXAS ANG HINDI NABILANG SA PAGKA-BISE PRESIDENTE!
2 MILYONG BALOTA SA VIZAYAS WALANG BOTO SA PAGKA-BISE PRESIDEN


IPINASA-KAMAY NA LAMANG NI MAR SA KORTE SUPREMA ANG KANYANG PROTESTA AT TAHIMIK NA INIUKOL ANG KANYANG PANAHON SA KANYANG PAMILYA...

ISANG TAON PAGKATAPOS MANUMPA NI PNOY, HINIRANG NIYA SI MAR BILANG SECRETARY OF TRANSPORTATION AND COMMUNICATIONS, HUNYO 30, 2011...









HIGIT NA PAGHAMON SA KAKAYAHANG MANUNGKULAN. NOONG IKA-31 NG AGOSTO 2012, ITINALAGA SI MAR BILANG SECRETARY NG DEPARTMENT OF INTERIOR AND LOCAL GOVERNMENT, UPANG IPAGPATULOY ANG MAGANDANG NASIMULAN NI JESSIE ROBREDO.



NAPAKARAMING PAGSUBOK NA HINARAP NI MAR SA BAGONG TUNGKULIN, AT NANGUNGUNA ANG PAGSAPIT NANG SUPER-TYPHOON YOLANDA...




ISANG ARAW BAGO DUMATING ANG YOLANDA NASA TACLOBAN NA SINA MAR AT SEC. VOLTAIRE GAZMIN SA TAGUBILIN NI PANGULONG AQUINO.






MUNTIK-MUNTIKAN NG MAPAHAMAK SI MAR SA LUPIT NG YOLANDA!






GINAW, BASAMBASA ANG MGA TAONG PINATULOY NINA MAR SA HOTEL...

BIGYAN NINYO SILA NG MGA TUYONG DAMIT AT KUMOT... BIGYAN NG MAIINOM... GAMUTIN ANG MGA SUGATAN!

MABUTI PA SECRETARY MAR, DOON NA TAYO SA BASEMENT PARA MA-TIYAK ANG KALIGTASAN NATING LAHAT!







NAKAKAPANLUMO ANG TANAWING INIWAN NG YOLANDA... LIBU-LIBO ANG PATAY, ANG MGA SUGATAN... HINDI HALOS MATINGNAN NG MGA NAKASAKSI ANG PINSALA SA PALIGID...
WALANG LINYA NG KOMUNIKASYON, WALANG KURYENTE, WALANG TELEPONO, PERO KUMILOS PA RIN SI MAR ROXAS.


NASA GITNA NANG NAKALULUNOS NA TANAWIN SI MAR, KASAMA SIYANG NAGSASAAYOS NG PALIGID. ...NAGAASIKASO SA MGA SUGATAN AT AGAW-BUHAY...
PAKALATIN SA PALIGID ANG MGA PULIS... ANG MGA EMPLEYADO NG PAMAHALAAN... PASUKIN ANG MGA GUHONG BAHAY, BAKA MAY MGA NAKULONG NA BUHAY AT SUGATAN!


SA KAABALAHANG IYON, NAKASALUBONG NI MAR SI MAYOR ALFRED ROMUALDEZ AT PAMILYA NITO, KASAMA ANG MGA ALAGANG ASO...

...IKINUWENTO NG MAYOR KUNG PAANONG NAGKANLONG SILA SA BUBUNGAN NG TIRAHAN UPANG MALIGTASAN LAMANG ANG STORM SURGE...



...NABATID DIN NI MAR NA BISPERAS NANG PAGDATING NG YOLANDA, NAGDAOS NG PARTY SI MAYOR ROMUALDEZ AT DOON SILA HINAGUPIT NG BAGYO...



NOON NAMAN AY NANANAWAGAN NA SA TV-RADYO SI KORINA. NAKIKIUSAP SA SINUMANG NAROON SA TACLOBAN NA BALITAAN SIYA KUNG ANO MAN ANG NANGYARI O KUNG NASAAN NA ANG ASAWANG SI MAR...



PINULONG NI MAR ANG ALKALDE AT ILANG OPISYAL NG SIYUDAD AT HINIKAYAT NA MAKIISA SA PLANO NG PAMBANSANG PAMAHALAAN NA PAGSAKLOLO AT PAGTULONG SA MGA BIKTIMA NG BAGYO...



SA KABILA NG MAIGTING NA INTENSIYONG MAKATULONG, ANG MGA MAIIKLING PAGTATALO AT MUNTING DI-PAGKAKAUNAWAAN AY PINALAKI AGAD NG MAPANIWALAING MIYEMBRO NG MEDIA..



INEDIT ANG VIDEO NG PAGPUPULONG, PINALABAS NA NAMIMILIT SI MAR AT NAGDIDIKTA SA MGA OPISYAL...




ANG KATOTOHANAN NA PILIT IKINUKUBLI NG MASASAMANG INTENSIYON, SI MAR AY NAGTUNGO NA SA TACLOBAN CITY, ISANG ARAW PA BAGO DUMATING ANG SUPERTYPHOON AT TUMUTULONG NA SA PAGHAHANDA AT PAMAMAHAGI NG RELIEF GOODS PARA SA MAMAMAYAN...



SI MAR DIN ANG NANGASIWA NG PAGLILINIS NG AIRPORT SA LEYTE UPANG MAKALAPAG ANG MGA EROPLANONG MAGDADALA NG MGA RELIEF GOODS MULA SA PAMAHALAAN AT MULA SA IBA'T IBANG BANSA.



HINDI MAGSISINUNGALING ANG NUMERO BILANG PAUNA. ₱4.012 BILLION KAAGAD ANG INAPRUBAHANG BUDGET PARA SA PROGRAMANG RECOVERY ASSISTANCE ON YOLANDA (RAY) NG **DILG** SA PANGUNGUNA NI MAR...




...AT HINDI PA SAPAT ITO. MULI PANG PINAGKALOOBAN NG PAMAHALAANG **AQUINO** ANG **DILG** SA PAMUMUNO NI MAR NG KAPUPUNANG ₱2 BILLION PARA SA MGA MUNISIPALIDAD NANG APEKTADO NG YOLANDA...



AYON KAY DATING SENADOR PANFILO LACSON NA HINIRANG BILANG **RECONSTRUCTION CZAR** NG MGA SINIRA NI YOLANDA, HINILING NG LEAGUE OF MUNICIPALITIES NA TUWIRANG IPAMAHAGI NI MAR ANG TSEKE PARA SA REHABILITASYON NG KANILANG MUNISIPYO, PALENGKE AT MGA PAARALANG PAMPUBLIKO...




SA KABUUAN 820 MILYON ANG NAUWI SA MGA BAYAN NG LEYTE, NA ANG PINAKAMALAKING BAHAGI AY SA SIYUDAD NG TACLOBAN NA TUMANGGAP NG 230 MILYON.



BEST EFFORT NA MATATAWAG, IBINUHOS NI MAR ANG LAHAT NG MAGAGAWA PARA MAIBSAN ANG KAWALANG NARARAMDAMAN NG MGA MAMAMAYAN SA MARAMING LUGAR NA NAAPEKTUHAN NG **YOLANDA**...



SINUNDAN PA IYON NANG ISANG MALAKAS NA BAGYO...




HIGIT NA NAGING MAAGAP SI MAR SA PAGKAKATAONG IYON... ISA SIYA SA UNANG NAGSUONG NG BUHAY PARA MANGUNA SA PAGHAHANDA SA ANUMANG SAKUNA...

BUNSOD NA NANG DISASTER-PREPAREDNESS NA PROGRAMANG SIYA MISMO ANG LUMIKHA ANG **OPLAN LISTO**.



SA HANGAD NI MAR NA MAKARATING AGAD SA NORTHERN SAMAR PARA MAKAPAGHANDA ANG MGA TAGA-ROON, NANGHIRAM NG MOTORSIKLO SI MAR...



SUMALUNGA SA HAGUPIT NG HANGIN AT ULAN SI MAR... HALOS HINDI NA MAKITA ANG PALIGID...

MAKARATING SANA AKO BAGO MANALASA ANG BAGYO!









KUNG SA YOLANDA AY LIBU-LIBONG BUHAY ANG NASAWI, SA TYPHOON RUBY AY 23 ANG SINAMAMPALAD NA MAPAHAMAK... KUNG HINDI NAPAGHANDAAN, TIYAK NA NAPAKARAMING BUHAY ANG MADADAMAY...



...AT ANG NAKAKALUNGKOT, GINAWANG KATAWA-TAWA SA TWITTER, SA FACEBOOK AT INSTAGRAM PATI ANG PAGSEMPLANG NG MOTORSIKLO NI MAR...




BILANG PAKIKIISA SA MGA SAMAREÑO SI PANGULONG AQUINO MISMO ANG KASAMA NI MAR SA PAMAMAHAGI NG 68 MILYONG HALAGA NG MGA TSEKE SA BORONGAN, SAMAR PARA MAGAMIT SA ISANG CASH-FOR-WORK PROGRAM AT PAGKUMPUNI NG SIRANG BAHAY AT MGA GAMOT PARA SA MGA MAYSAKIT DULOT NG BAGYONG RUBY...



ISA SA PINAKAMALUNGKOT NA BAHAGI NG PANUNUNGKULAN NI MAR BILANG DILG SECRETARY AY ANG ENGKUWENTRO SA MAMASAPANO NG SPECIAL ACTION FORCE NG PHILIPPINE NATIONAL POLICE AT NG MILF-BIFF AT MGA PRIBADONG GRUPO...



LINGID SA KAALAMAN NI MAR ANG ENGKUWENTRO SA MAMASAPANO... INILIHIM NG ISANG SUSPENDIDONG HEPE NG PNP ANG PLANO AT PAGLULUNSAD NANG OPERASYON UPANG DAKPIN ANG DALAWANG KILABOT NA TERORISTA...



OPLAN EXODUS

NANG MAGANAP ANG ENGKUWENTRO, NASA ZAMBOANGA SI MAR, KASAMA SI PANGULONG AQUINO UPANG MA-INSPEKSIYON ANG NAGANAP NA PAGSABOG SA ZAMBOANGA... TUWIRANG INILIHIM NG SUSPENDIDONG HEPE NG PNP ANG OPERASYON...





**44 SAF MEMBERS** ANG NAMATAY SA ENGKUWENTRO NG **OPLAN EXODUS**. 18 SA MILF AT 5 SA PRIBADONG ARMADONG GRUPO SA PAGSALAKAY UPANG MADAKIP SINA **ZULKIFLI BIN HIR** ALYAS "**MARWAN**" AT **BASIT USMAN**...



HINARAP NI MAR ANG MGA NAULILA AT KAANAK NG *SAF 44*, NAKIPAGPULONG SIYA AT NAKIRAMAY, NAG-ALOK NG TULONG NG PAMAHALAAN...



NAGKAROON NG MGA PAGDINIG SA SENADO, AT DOON AY MALINAW NA INILIHIM ANG **OPLAN EXODUS** KAY MAR AT IBA PANG OPISYAL NG PNP AT SA SANDATAHANG-LAKAS NG PILIPINAS...



SAMANTALA, SA PANAHONG KASABAY NITO AY UMAANI NAMAN NG TAGUMPAY ANG ILANG PROGRAMANG SINIMULAN NI MAR SA DILG. UNA NA RITO ANG SALINTUBIG NA HANGAD MAGBIGAY NG MALINIS NA TUBIG SA MGA NAKATIRA SA LIBLIB AT MALAYONG LUGAR SA BANSA...



NADARAMA DIN SA KAMAYNILAAN ANG EPEKTO NG OPLAN LAMBAT-SIBAT NA NAISIP NI MAR PARA LABANAN ANG PAGLAGANAP NG KRIMEN. NAGTAYO NG MGA CHECKPOINT ANG PNP SA IBA'T IBANG LUGAR NA KILALANG MADALAS PINANGYAYARIHAN NG KRIMEN SA REHIYON.



BILANG SUPORTA SA MGA PROGRAMA NI PANGULONG AQUINO, ANG DILG DIN SA ILALIM NI MAR ANG NAGPALAWAK NG TINATAWAG NA BOTTOM UP BUDGETING O BUB NA NAGLALAYONG MAKILAHOK ANG KARANIWANG MAMAMAYAN UPANG MABATID ANG TUNAY NA PANGANGAILANGAN NG MGA KOMUNIDAD AT KUMILOS PARA MAPONDOHAN ANG MGA PROYEKTONG MAKAKATULONG SA KANILA...




ANG OPLAN LISTO NA BUNGA NG KARANASAN NG BANSA SA MGA SAKUNA AT IPINATUTUPAD NG DILG SA PANGUNGUNA NI MAR ITO'Y NAGTALA NG MGA DAPAT GAWIN NG FIRST RESPONDER NA BINUBUO NG MGA OPISYAL NG LALAWIGAN, MUNISIPYO AT BARANGAY BAGO DUMATING ANG BAGYO, EPIDEMYA, LINDOL AT IBA PANG MALAWAKANG SAKUNA.



DAHIL SA MAY MAGAGANAP NA ELEKSIYON SA MAYO 9, 2016. NAISIP NG **LIBERAL PARTY** NA HIGIT NA MAKAKATULONG SA PILIPINAS SI MAR KUNG KAKANDIDATO ITONG PANGULO NG BANSA...




SUBALIT SI MAR ANG ISANG TAONG HINDI BASTA-BASTA MAGDIDISISYON NANG HINDI KINUKUHA ANG UPINYON. UNA, NG KANYANG PAMILYA, MGA KASAMA SA PARTIDO LALUNA SI PANGULONG AQUINO, AT MGA KARANIWANG MAMAMAYAN.



NAAALALA NI MAR ANG KANYANG LOLO. SI **PRESIDENT MANUEL ROXAS**. ANG KANYANG HABILIN **BANSA BAGO ANG SARILI**...



...WALANG KASING-HALAGA ANG BOKASYONG MAGLINGKOD SA KAPWA, TURO NG KANIYANG AMANG SI GERRY ROXAS...



ANG KANYANG *INA*, SI *JUDY ARANETA-ROXAS*, NA MAGPAHANGGA-NGAYON AY NAGLILINGKOD SA KAPWA SA TAHIMIK NA PAMAMARAAN...



...AT SI DINGGOY, ANG KANYANG KAPATID NA HANGGANG SA HULING SANDALI, ANG PAGLILINGKOD SA BAYAN ANG HABILIN KAY MAR...



AT HIGIT SA LAHAT, ANG DALAWANG PINAKAMALAPIT NA TAO SA PUSO NI MAR SI **KORINA** AT **PAOLO**...







GAYA NANG KANYANG NAKAUGALIAN, SA PANAHON NG SULIRANIN AT AGAM-AGAM, NANANALANGIN SI MAR SA POONG MAYKAPAL AT HUMIHINGI NG GABAY AT PALATANDAAN.












HINDI NAGLIPAT LINGGO, SA MAKASAYSAYANG CLUB PILIPINO, DINALUHAN NG ILANG LIBONG KATAO ANG PAHAYAG NI PANGULONG AQUINO SA PAG-ENDORSO NG LIBERAL PARTY KAY MAR ROXAS BILANG OPISYAL NA KANDIDATO SA PAGKA-PANGULO NG BANSA... SA HALALAN 2016.




HINDING HINDI AKO LILIHIS SA DAANG MATUWID... IBUBUHOS KO ANG LAHAT... WALA AKONG ITITIRA PARA SA SARILI KO... I WILL LEAVE EVERYTHING ON THE FLOOR PARA SA LABANG ITO!



ITUTULOY KO ANG DAANG MATUWID, KUNG MAY KULANG PA, PUPUNAN KO, KUNG MAY MALI PA, ITATAMA KO. HIGIT SA LAHAT, HINDI KO KAYO NANAKAWAN. WALANG DRAMA, TRABAHO LANG.

**Minamahal kong kababayan---**

**Isang magandang araw po sa inyo at sa inyong mga mahal sa buhay.**

Kung maaalala po ninyo, bago natin tahakin ang Daang Matuwid, tila ba nawala na ang tiwala sa atin ng mundo. Dahil sa gobyernong nandaraya, nagsisinungaling, at nagnanakaw, umiiwas ang mga negosyante. Kaya naman hirap maghanap ng trabaho ang mga Pilipino.Nawala na rin ang tiwala natin sa pamahalaan. Marami ang napilitang umalis upang sa ibang bansa na lang maghanap ng opurtunidad.

Ang pinakamalungkot, nawalan na rin tayo ng tiwala sa ating mga sarili. Dahil tila imposible nang tuparin ang kanilang mga pangarap, may mga nakontento na lang sa paambong biyaya ng mga pulitiko. kahit alam nilang ninanakaw ang pondo ng taumbayan, di bale na, basta may makuhang konting pakinabang

Subalit noong 2010, pinili ng sambayanan ang tapat at matinong pamamahala. Iyon ang naging simula ng ating pagbangon. Naipatayo ang mga tulay at kalsada, sa mga lugar na dati ay naaalala lang ng mga pulitiko tuwing eleksiyon. Mula mahigit 700,000 umabot sa 4.35 milyong pamilya ang naging benepisyaryo ng Pantawid Pamilyang Pilipino. Lumawak ang coverage ng PhilHealth. Nagdatingan ang mga bagong negosyo at oportunidad sa ating bayan. Nasimulan na ring kasuhan at ipakulong ang mga tiwaling opisyal ng pamahalaan.

**Ang mga ito ang gusto kong ipagpatuloy, palawakin, at ipaglaban.**

Sa panibagong yugto ng Daang Matuwid, ang tututukan ko: Trabaho at pagkakakitaan para sa inyo. Dahil kapag may trabaho, may pambili ng gamot at pagkain. May pang-matrikula ang mga anak. May laban sa mga pagsubok sa buhay. May pag-asa.

**May mga nagtatanong po sa akin: Bakit ko daw ba gustong maging Presidente?**

Alam niyo po, mahimbing ang tulog ko sa tuwing gabi dahil di ko na kailangang problemahin ang kakainin namin kinabukasan. Kapag may bagyo,hindi ako natatakot na baka liparin ng hangin ang bubong ng bahay namin. Kapag may nagkasakit sa aking pamilya, kampante ako na may doktor na magpapagaling sa kanila. At sigurado akong magiging maganda ang buhay ng anak ko dahil nakakakuha siya ng dekalidad na edukasyon.

Bakit ko gustong maging Presidente? Dahil gusto kong maging ganoon din ang buhay ninyo: Malaya sa gutom; Malaya sa takot; at malayang mangarap. At mahihiya akong humarap sa mga magulang ko, sa anak ko, sa inyo, kung di ko gagawin ang lahat para mangyari ito.

**Ang inyong lingkod,**

**Mar Roxas**